June 2010

FILIPINO MAGAZINE

PO NATIN !

# PAG-USAPAN

ISSUE 23

مجلة لنتحاور ملحق مجلة البشرى باللغة الفلبينية - العدد الثالث والعشرون

## Kalayaan

IPINAMIMIGAY NG LIBRE



المركز الكويتي الفلبيني الثقافي

Kuwait Philippine Cultural Center

UPANG TAYO'Y MAGKILALANAN ··· لنتعارف

24712574

# LibReng mga Pag-aaral sa KpcCenter

## ARABIC & KUWAITI DIALECT

## READING QUR'AN WITH TAJWEED

## FOR REGISTRATION, CALL KPCCENTER

Tel. 24712574 ext. 111 (women), 102 (men)



المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
Kuwait Philippine Cultural Center

# PAG-USAPAN PO NATIN!

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari
Editor
Ullessis Ahmad Yusuf Abaya, Sr.
Columnists:
Joselito Tabing
Joshua Barbas
uaya
Abdul Qadir Laja
Ust. Abubaidah Salud Satol
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Wahibie Tamama
Mailyn Rodriguez
Usta. Pahima Guiabal
Usta. Halima Mantawil

Review and Approval Committee
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Bro. Ahmad Yusuf U. Abaya
Usta. Halima Mantawil

Designer
Nader Bellal
PUBLISHED BY
KPCCCenter
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12, Floor 8
Phone (965) 24712574
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
Email: pagusapan@gmail.com

Khalid Abdullah Al-Sabea
General Director
Shk. Abdulhadie Gumander
Executive Director
Ust. Marouf Baraguir Ali
Assistant Executive Director
Men Section
Usta. Halima Mantawil
Assistant Executive Director
Women Section


IPC




*Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ang KPCCenter ay bumabatay sa mga katuruan, mga kahalagahan, at mga kaugaliang pang-Islam. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat ng mga relihiyon at mga sektor upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.*

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, magpadala ng e-mail sa:*

**pagusapan@gmail.com**

# Editor's Note

Ullessis Ahmad Yusuf Abaya, Sr.

*Sa bansang ito at sa buong mundo, ating pinahalagahan ang kalayaan. Ito ang paksa na gusto kong ibahagi sa inyo ang ilan sa aking mga saloobin tungkol dito. Para sa atin ang kalayaan ay mayroong malawak na kahulugan, at kasabay nito ang maraming mga obligasyon.*

*Ang kalayaan ay hindi isang simpleng bagay ng paggawa ng kung ano ang gusto nating gawin, na may halong katuwaan lamang; bagaman ito ang iniisip at inaakala ng iba. Ang kalayaan ay hindi lamang tinitingnan mula sa personal na mga pananaw, sapagkat maaaring mababalisa ang ibang mga tao sa pamamagitan ng ating makasariling pagpopursigi na makamtan ang ating mga hinahangad. Ang kalayaan AY kalayaan mula sa pagkaalipin at pagsasamantala. Ito ay isang estado kung saan maaari tayong umunlad at matuto, kung saan maaari nating pagyamanin ang ating mga talento, at siyasatin ang buhay at ang mundo kasama ang marami nitong mga dimensyon. Ito ang ninanais natin para sa ating mga sarili, para sa ating mga pamilya, mga kaibigan at mga kapitbahay, sa ating bansa, at sa buong mundo. Tayo sa katunayan ay mapalad sapagkat maaring matugunan ang ating mga pamantayan at matuto mula sa bawat isa paano maisakatuparan ang ating mga layunin. Tayo ay mapalad na nagkaroon ng mga aklat at mga kagamitang pang-impormasyon ng walang hadlang. Tayo ay mapalad sapagkat ang mga pagkain at mga kalakal na kailangan natin upang mamuhay ay makamtan natin sang-ayon sa kung ano ang gusto natin. Pahalagahan mo ang iyong kalayaan at gamitin mo itong mabuti upang makinabang hindi lamang ang iyong sarili ngunit pati na rin ang mga mahal mo sa buhay, at upang mapakalma ang paghihirap ng karamihan. Dapat nating gawin ito bilang responsibilidad, gumawa ng karagdagang pagsisikap, at kung kinakailangan ay maging handa sa anomang pagsasakripisyo. Sa paglipas ng mga taon ang ating pag-uunawa ay maaaring mabago. Maaaring matuklasan natin na kinakailangang baguhin ang ilan sa mga konseptong pinaghirapang makamit. Mayroon tayong mga pinanghahawakang mga ideyolohiya at binitawan ng mailagay sa pagsubok o napatunayang hindi kanaisnais sa pagbabago ng panahon. Maaaring may mga pagkakataon na kahit ang pagkokompromiso ay kinakailangan.*

*Kailangan nating maging tapat sa pagsuri ng isang sitwasyon. Kailangan nating gawin ang tamang pagpili. Napakahalaga na palakasin natin ang ating kalooban at gawin ang pinakamahusay sa paggamit ng Kalayaang nakamtan natin, dahil ito ay napakahalaga.*

# ANG KONSEPTO NG DEMOKRASYA

Upang maunawaan ang tunay na katangian ng demokrasya subukan nating ihambing ito sa konsepto ng demokrasya sa Islam. Ang Islam ay isang relihiyon ng kapayapaan at pamumuhay nang pagkakasundo, kung saan may sapat na saklaw para sa kalayaan ng pagpapahayag. Maaari mong ipahayag ang iyong pananaw kahit na naiiba ito. Ang desisyon ay lumilitaw sa pamamagitan ng pagkakasundo sa lahat ng mga mahalagang bagay. Ang Islam ay nagbibigay ng kahalagahan sa mga opinyon ng mga tao. Ang talata ng Qur'an 42:38 na 'Am Ruhum Shura-Bai nuhum' (at namatnugot sa kanilang kapakanan sa pamamagitan ng magkapanabay na pagsasanggunian) - ay isang sapat na katibayan.

Upang maunawaan ang konsepto ng demokrasya sa Islam, dapat ang isa ay may kaalaman sa Quran, ng Hadiths at ng Sunnah. Si Propeta Mohammad mismo ay nagtakda ng isang tradisyon sa pamamagitan ng hindi paghirang ng kanyang kahalili noong siya ay buhay pa at binigay niya ito sa mga tao upang magpasya kung sino ang kanilang hihirangin na maging lider. Ang unang apat na mga Khalipa – sina Abu Bakr, Umar, at Usman Ali, na kilala bilang Khilafat-e-Rashida (napaliwanagang mga Khalipa), ay parehong mga pinili ng mga tao. Ang Hari ng Umayyat na si Umar-bin Abdul Aziz ay tumanggi sa publiko na tanggapin ang paghahari kung ang batayan ay sa pamamagitan ng nominasyon ng kanyang ama. Tinanggap lamang niya ang titulo ng hari ng inihalal siya ng mga tao.

Ang maling kuru-kuro, na pinangalagaan ng Islam ang diktadura ay nagmula sa kasaysayan ng mga Muslim na mga pinuno. Ang mga pinunong Mughal sa India, ang mga Abbasid ng Baghdad, ang mga Turkish at mga pinunong Espanyol ay hindi tunay na mga pinuno kung ibabase sa kautusan ng Banal na Quran. Sila ay mga pinuno lamang ng isang Dinastiya.

Ang Islam ay hindi kontra sa 'pagbabago' ngunit ito ay tiyak na laban sa 'pamimilit'. Ang itinatag na Pamahalaan ay hindi dapat palitan sa pamamagitan ng pagdulog sa maling pamamaraan ngunit sa pamamagitan ng pagpapaliwanag sa mga tao upang mapagtanto ng mga ito ang kamalian ng laganap na sistema.

Ang konsepto ng demokrasya sa Islam ay mas madaling maunawaan sa kaalamang ang Islam ay isinasasakatuparan sa dalawang mga antas - ang indibidwal at ang kolektibo. Sa indibidwal na antas, ang isang tao ay libreng mamuhay sa paraan na kanyang ninanais. Ngunit sa kolektibong antas, ito ang boses ng mga tao, kung saan mas binibigyan ng pagkatig. Sa sosyal na konteksto, ang kolektibong antas ang ipinatutupad, at ang demokrasya ay isang sosyal na konsepto. (uaya)

# PAGSUKO SA DIYOS AT ANG KALAYAAN



*Ang pagpapasakop sa kalooban at mga kautusan ng Diyos ay ang pinagkukunan ng lahat ng kalayaan. Ito ay nagpapalaya sa isip, kaluluwa, at pag-uugali mula sa masasamang impluwensya ng mundo. Ito ay tumutulong sa sangkatauhan upang madaig ang malupit at mapang-aping mga pinuno, ang hindi makatarungang mga batas, mga kahayukan, mga pagkalihis at sikolohikal na kaguluhan na umaalipin sa kanyang pagpapasya. Ang pagpapasakop sa kalooban ng Diyos ay nagbibigay ng tao ng karapatan na pumili ng isang mas mahusay na paraan ng pag-iral, upang mamuhay sa isang moral at tuwid na paraan.*

*Ang katotohanan ay nagpapalaya ng sangkatauhan mula sa kadiliman ng maling pagsamba sa mga diyos-diyosan, pang-aalipin, at kawalan ng katarungan. Ito ay nagpakilala sa liwanag ng pananampalataya. Binuksan nito ang pinto sa moral at panlipunang reporma, at lumikha ng isang kapaligiran na mayroong seguridad at kaligtasan kung saan ang tao ay malaya upang mag-isip, umimbento, at humanap ng daan tungo sa perpeksyon at kaligtasan.*

*Ang katotohanan ay dumating upang wasakin ang tanikala at lansagin ang pader ng bilangguan ng bawat isa. Binigyan ng kapangyarihan ang sangkatauhan upang iwaksi ang mga kadenang humadlang sa kanyang paglaki at siya'y akitin upang magbigay ng tamang pagpapahayag ng kanyang pagkatao at ganap na sundin ang landas ng moralidad. Ito ay lumikha ng kapaligiran ng pag-asa at magandang pananaw sa buhay na nagbibigay ng isang tunay na kahulugan ng kanyang pag-iral.*

*Ang kalayaan na ipinagkaloob ng katotohanan ay batay sa mga pangako at responsibilidad na kapag wala ang mga ito ay walang tunay na kalayaan. Ang kalayaan na walang limitasyon ay maghahatid lamang sa nihilismo, na kung saan ang kumpletong pagkasira ng mga kapakanang moral at panlipunang kaayusan. Ang alibughang konsepto ng kalayaan na ipinaliwanag sa pamamagitan ng paniniwala hinggil sa kanya-kanyang karanasan, sa maling demokrasya at modernong mga ispekulasyon ng kalayaan ng pagpapahayag, ang lahat ng mga ito ay hahantong lamang sa katiwalian at imoralidad dahil ang mga ito ay hindi nakatali sa anumang mas mataas na konsepto ng moral at kontrol sa sarili. Para sa Islam, ang kalayaan ay nakasalalay sa pangako at responsibilidad. Ang mga ito ay bumubuo ng isang mahalagang bahagi ng bawat isa at hindi maaaring paghihiwalayin. Walang kalayaan sa pagpili nang walang pananagutan; walang responsibilidad na walang kalayaan. (uaya)*

# ARAW NG KALAYAAN

*Ang makasaysayang pagpapahayag ng Araw ng Kalayaan ng Pilipinas ay nabigyang kaganapan noong Hunyo 12, 1898 kung saan idineklara ni Heneral Emilio Aguinaldo ang pagsasarili ng Pilipinas hinggil sa pananakop ng Espanya matapos itong magapi sa naganap na Sagupaan sa Manila bay noong panahon ng digmaan sa pagitan ng Espanya at Amerika.*

*Samantalang ipinagdiriwang ng Pilipinas ang Araw ng Kalayaan tuwing ikalabindalawa ng Hunyo, ang sinasabing tunay nitong kalayaan ay kinilala lamang ng bansang Amerika noong ikaapat ng Hulyo, 1946. Magmula noon, ang Araw ng Kalayaan ay ipinagdiriwang tuwing Hulyo 4, alang-alang sa nasyonalismo o pagkamakabansa at ayon na rin sa sangguni ng mga mananalaysay. Ang Republic Act 4166 ay nilagdaan upang maging batas ni Pangulong Diosdado Macapagal noong 1964. Isinasaad sa batas na ito na ang petsang Hunyo 12, mula pa sa panahong kinikilala ito bilang Araw ng Watawat ay siya ring Araw ng Kalayaan.*

*Ang deklarasyon ay isinagawa sa pamamagitan ng paghahayag sa gitna ng pulutong ng mga tao noong Hunyo 12, 1898 sa pagitan ng alas kuwatro at alas singko ng hapon. Ginanap ang makasaysayang kaganapan sa ansestral na tahanan ni Pangulong Emilio Aguinaldo sa Caviete el Viejo (na ngayon ay Kawit, Cavite) tatlumpung kilometro sa katimugan ng Manila. Isa sa naging tampok na pangyayari ay ang paglaladlad sa pambansang watawat ng Pilipinas na ginawa sa Hongkong nina Marcela Agoncillo, Lorenza Agoncillo at Delfina Herboza at ang pagtatanghal ng Marcha Filipina Magdalo, ang tinaguriang pambansang awit ng Pilipinas na ngayon ay naging Lupang Hinirang, na isinulat ni Julian Felipe at tinugtog ng San Francisco de Malabon Marching band.*

*Pinangunahan ni Emilio Aguinaldo ang pormal na proklamasyon ng Araw ng Kalayaan sa Kawit, Cavite noong Hunyo 12, 1898. Siyamnapu at walong tao ang lumagda sa naturang proklamasyon kabilang na ang isang opisyal na amerikano, si L.M. Johnson.*

*Kilala bilang Acta de la proclamacion de independencia del pueblo Filipino, ang proklamasyon ng Araw ng Kalayaan ay ginawan ng balangkas at binasa sa naturang pagdiriwang ni Ambrosio Rianzares Bautista. Isinasaad sa Acta na ang Pilipinas ay malaya na mula sa pang-aalipin ng Espanya. Ang bansang Espanya ay dumating sa Pilipinas noong 1521 at itinuring ang Pilipinas na lupang kanyang nasasakupan sa loob halos ng apat na siglo. (wikifilipino)*

Maki-ALAM!

Ni Joshua Yusuf Barbas

# Impluwensya ng Pinoy sa Kuwait

## Ang Huling Yugto



*Dumako din tayo sa ikatlo at huli nang yugto ng ating istorya ang mga Impluwensya ng Pinoy dito sa Kuwait, sa dalawang buwan na nakaraan ating nai-dokumento ang ilan sa mga nalikom nating mga kwento mula sa mga Kababayan, ang kanilang hinaing, mga nakakapukaw ng damdaming mga pananaw at kasaysayang buhay sa bansang ito. Tunghayan po natin ang mga piling-piling istoryang-buhay ng mga bida natin sa ating serye. Pananaw ng isa nating kaparid na tubong-Cabalen o Kapangpangan, mag-12 years na sa Kuwait, natutunan n'ya sa buhay na ang mga obligasyon ay goal sa buhay, na ito ay mga pangarap na kailangang may kaakibat na action para paghahanda at pagsasa-katuparan sa planong future, siyempre ganuon din sa mga suporta na ilalaan lalu na sa mga umaasa sa atin doon sa Pilipinas, pagsikapang mapundar kahit simple o makuha ang pangarap tulad ng magkaroon ng lupa o bahay, kailangang kayanin at pagsikapang ma-focus sa pagbabago sa usapin ng buhay. Ang positibong payo ni kapatid sa atin, na tayo ay ang nagdadala ng ating kinabukasan kaya pagsikapan ngayon na mismo na maging tama ang bawat simulain. Negatibong kapuna-puna naman ayon sa kanya, dito may mga impluwensya at mga tukso sa paligid at sobrang lantaran pa, ang sinumang malugmok sa ganitong sitwasyon dapat lamang na 'wag isisi sa iba o sa kapalaran, at balang araw ay sasabihin sa sarili na bakit 'di mo nagawa ang dati mong pinapangarap na maka-ahon sa buhay. Ang lahat ay 'di maililihim o maitatago. Ang mga patagong relasyon dito o anumang mga bawal na gawaing iyong nakasanayan na, isipin din sana na anong uuwian nito sa iyong mga pinaplano na bakit 'di natupad ang mga hangarin? Laging sa huli ang pagsisisi. Naisip na ba natin mga Kabayan na kung ikaw ay may karelasyon dito at nabatid ng iyong anak o asawa doon sa atin, paano mo ito ipapaliwanag? Papaano kung kayo ay nagka-anak dito sa Kuwait, at kung kapwa kayo nagsasama dito at pare-parehas may mga asawa sa atin papaano sa pag-uwi na at pagbalik sa 'Pinas? Higit na ikaw ang makakasagot sa mga ito. At 'di namin hangad na sagutin mo kami, bagkus sabihin ito sa sariling konsensya. Magiging miserable lamang ang kakatayuan ng mga sandali, ngayon pa lamang, nawa'y maging responsible tayo sa ating mga plano, kailangan ng matinong pananaw sa sarili, 'wag ugaliin ang sige-ng-sige! Lalu din naman 'wag maging negatibo sa mga sitwasyon, maging maayos at laging maglaan din ng panahon sa Maylikha na Tagasubaybay sa atin.*

*Isang beterano na kung tutuusin ang kapatid nating ito, tubong-Bulacan, nandito ang pamilya sa Kuwait kaya 'nga focus at inspirado ang ating kapatid na ito sa pamumuhay at bilang OFW sa Kuwait. Marami nang nagbago sa ngayon, mas lalung naging masigasig at matatag ang prinsipyo ng ating bidang ito, lalu na sa mga impluwensyang usapin, para sa kanya mas naging madaling makuha ang ginugusto dito kaysa sa atin, pero syempre may kaakibat na limitasyon sa mga priyoridad na kung ito ay kakayanin o hindi. Kailangang maging mapanuri din naman, sa pagkain naman ayon sa kanyang puna, madaling mabili dito kaysa sa atin lalu na sa panahon ngayon mahal na talaga ang lahat ng bilihin sa 'Pinas. Kaya 'nga kung titingnan ang mga supling nila ay mas matataba at malulusog. Nasusunod ang ilang luho dito ng buhay pamilya pero ilagay din naman sa tamang oras at pagkakataon. Matutong makisalimuha ng tama, maging magalang at maayos sa lahat ng sandali. Ito ang ilan sa mga puhunan dapat maging kaugalian ng ating mga Kababayan dito.*

*Pang-huli sa ating bida sa seryeng ito, ang kinonsidera kong pinakamatagal na sa bansang ito, eksaktong 25 years na sa Kuwait nitong Marso lamang, tubong Cavite, dating Magsasaka doon at Grade 6 lamang ang inabot o tinapos. Sa usaping impluwensya ay talagang 'di mauubusan ng mga karanasan ang pwedeng ibahagi sa atin ang kapatid na ito. Kilalang 'Boying' ang bansag sa kanya. Magsisimula sa naunang amo bilang Roomboy sa kanyang papasukan, kaso ang naging distino ay napunta sa malayong lugar sa timog ng Kuwait sa Wafra farm ang unang sinilbihan niya, sa kakarampot na sahod tiniis ang init ng panahon at sobrang*

*homesick sa kinonsiderang tulad ding mundo ng sakahan sa Cavite ang kanyang naging tahanan doon sa farm. Dinaanan ng giyera sa Kuwait, at napilitang umuwi pangsamantala sa atin. Nagsikap at gumawa ng paraang makabalik muli, 'di naman naging mahirap dahil sa pinuhunang taglay na sipag, husay, maboka (magaling magsalita) at may sense of humor. Nagkaasawa at nagkahiwalay noon ngunit lumaon, kasalukuyan nang nagkabalikan sa isa't isa. Napalitan ng mas maayos na buhay at magandang trabaho at pasahod ng mina-manage o pinatatakbong Flower shop dito sa Kuwait City. Simpleng payo ang nakuha natin sa isa sa beteranong Kabayan, 'bangon lang, pag-nadapa!', at 'sikap at pagtitiis sa lahat ng sandali!' Dagdag pa niya, 'hanggat buhay, may pag-asa!' parang pang-Maala-ala Mo Kaya, ang tipo ng kwentong buhay na ito ni kapatid.*



*Talagang iba't iba at makokonsidera ngang tunay na istorya nila ay magbibigay dagdag kurot, at kulay sa bansang ito na may ibang kultura, prinsipyo at paniniwala. Ito ang madalas na hindi binibigyan ng konsiderasyon ng bawat isa, mapa-ibang lahi man o kababayan o maging sa local-Kuwaiti dito, kung tutuusin ang 'impluwensya' na tinutukoy natin sa ating napiling pinakamahabang serye ito, kung ating babalikan ang higit na isang taon natin pag-iikot at pagkuha ng iba't ibang kwentong-buhay ng mga Pinoy dito, talagang ito na ang mas pinaka-general o pinaka-importanteng bahaging salaysayin na maaaring punahin, bigyan ng konsiderasyon o tanggapin o ang iba naman sa mga makakabasa nito "addy!" "nafsi-shey" (ganuon din naman! Wala din namang pinag-iba!) layon ng munting artikulong ito, ang bigyan natin ng puna hindi ang ibang tao o sinuman bagkus bigyan ng mas higit ng pansin ang sarili walang makapagpapabago sa atin kundi ang ating layuning simulan ito sa ating buhay mismo.*

*Tunay na nakaka-impluwensya ang bawat mga bagay o mga gawain na ating sinasakatuparan sa ating ginagalawan. Ang anumang gawain katulad sa lipunang ito na maaaring makapagdulot ng repleksyon sa iba, tulad ng kasambahay na 'di kaano-ano o kamag-anak, o maging mga ka-trabaho, na noong una'y mahabang tampuhan muna ang nangyari bago nagkahulian ng pag-uugali sa isa't isa o sinasabing adjustment 'ika 'nga ng iba, ang dating ka-closed na mga kaibigan o kakilala, ngayon ay isa na sa tinuturing kaaway, dating inaaway na ngayon nagsasama na nang maluwat, tinuring na Amo at ka-trabaho noong una, na lumaon ay may nabuo ng relasyon. Sadyang napakaraming p'wede nating banggitin o isalaysay sa seryeng ito. Ngunit iilan lamang dito ang maaaring bigyan ng reaksyon at puna para magdulot din naman sa iba ng leksyon at aral. Hanggang sa muli hintayin lamang po ninyo na sa aming paglilibot at pagtatanong ng mga kwentong buhay sa Kuwait, na pwedeng mapulutan natin ng payo sa iba. Paalam at maraming salamat sa mga bida natin ngayon sa kanilang pagtitiwala at suporta sa ating Maki-Alam series.*

*TRIVIA:Kung ang Kuwait Airways ay sinimulan noong taong 1954 na pinapatakbo at pagma-may-ari ng gobyerno ng State of Kuwait, at ito ay may 44 distinasyong naabot sa kasalukuyan sa buong mundo, at unang dumaong ito (o nagtungo) sa ating bansa noong taong 1978.*
*Ang Philippine Airline naman ay nagsimula noon March 15, 1941, at pagma-may-ari na ito ni Lucio Tan mula noong January 1995 na mas may higit na malaking bahagi ng share kaysa sa gobyerno sa pagpapatakbo ng nasabing airline, at may 45 na distinasyong naabot sa buong mundo, sa kasalukuyan, ngunit walang direktang flight patungo sa Kuwait galing sa Pilipinas.*

# PAG-ARALAN ANG ARABIK

Ni Usta. Halima Mantawil, Asst. Executive Director, Women Section, KPCCenter

## Lesson 13

| *Ang kahulugan sa Tagalog* | *Pagsasaling titik* | *Magkakasama na titik ng salitang Arabik* | *Magkakahiwalay na mga titik ng salitang Arabik* |
|---|---|---|---|
| *Planeta* | *Kawkabon (s.) kawakibon(pl.)* | كوكب – كواكب | لَ ي لٌ كَ و كَ بٌّ |
| *Ulap* | *Sahabon* | سحاب | سَ حَ ا بٌ |
| *Lindol* | *Zilzal* | زِلزَال | زِ ل زَ ا ل |
| *Baha* | *Fayadhanat* | فيضانات | فَ يَ ضَ ا ن ا ت |
| *Alon* | *Suyool* | سيول | سُ يُ و لٌ |

Mga Katinig
Harakat
Fathah = “a”
halimbawa بَ = Ba
Kasrah= “I”
halimbawa بِ = Bi
Dammah “u”
halimbawa بُ = Bu

Ang Alpabetong Arabik

| | | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| *Raa* ر | *Dhaal* ذ | *Daal* د | *Khaa* خ | *Haa* ح | *Jeem* ج | *Thaa* ث | *Taa* ت | *Baa* ب | *Alif* أ |
| *Faa* ف | *Ghaieen* غ | *Aieen* ع | *Zaa* ظ | *Taa* ط | *Daad* ض | *Saad* ص | *Sheen* ش | *Seen* س | *Zaa* ز |
| | *Yaa* ى | *Yaa* ي | *Haa* ه | *Waaw* و | *Noon* ن | *Meem* م | *Laam* ل | *Kaaf* ك | *Qaaf* ق |




*Mga sagot ni Skh. Abdulhadie Gumander na itinala ni Bro. Abdullah Tabing*

# Tanong At Sagot

# PAKITUNGO SA MGA MAGULANG NA HINDI MUSLIM

**TANONG:** *AssalamuAalaykum. Isa po ako sa laging nagbabasa sa column niyo sa "Pag-usapan Po Natin" Magazine. Balik-Islam po ako, estudyante din sa KPCC. May mga kurso na din po akong natapos, awa ng Diyos. Kaso po ang kaalaman ko pa rin po ay limitado. Bilang isang anak na lumaki sa isang relihiyosong Kiristiyanong pamilya, nais ko din pong bigyang respeto kung ano ang paniniwala ng mga magulang ko, lalo pa ay ang nanay ko po ay isa sa mga 'elders' sa church at isa siya sa mga nagbibigya ng "exhortation" sa mga Bible Study kung minsan. May mga pagkakataon na din na naibahagi ko ang ilan sa mga haligi ng Islam, ngunit sa lahat ng pagkakataon ay pili ang mga salitang gamit ko para lang maiwasan ang mainit na pag-uusap at manatili ang pagpapakumbaba ko bilang anak, kahit hindi madali, ay pinipilit ko pa rin. Ang tanong ko po ay tungkol sa Zakat at Sadaqa. Tulad ng ibang OFW, buwanan din po ang padala ko sa mga magulang ko. Ang panununtunan at turo ng Bibliya po, ayon sa katuruan ng Evagelical-Pentecostal na kinabibilangan ko dati, ang masunuring Kristiyano ay dapat na nagbibigay ng "ikapo" bilang pagkilala sa pagmamay-ari ng Diyos sa lahat ng bagay (Malakias 3:10), at ang hindi pagsunod dito ay isang gawain ng pandaraya sa Diyos na ikasusumpa ng bayan. Ito ang ibinibigay para sa gawain at pangangailangan ng 'templo' o sa gawain para sa Diyos. Ang hamon ng Diyos, kung gagawin naman ito ng mananampalataya, ay kapalit naman nito ang nag-uumapaw, siksik, liglig na pagpapala mula sa Kanya. Nais ko lang ipaunawa na mabigat ang pinanghahawakan ng nanay ko (o kahit sinong Kristiyanong tapat na gustong masunod ang Diyos) kaya gayun na lamang ang kapit sa pagsunod. Ganun din naman po ako noon. Hindi po lingid sa aking kaalaman na ang Qur'an ay may sinasabi rin tungkol sa paksang ito, yun nga lang ay, nais ko po sana na tulungan ninyo akong intindihin pa at mabigyan pa ako ng mas malalim na paliwanag at impormasyon tungkol sa Suralh Al-Baqarah ayyat 43 (Qur'an 2:43) Ang talagang bumabagabag sa akin ay sinabihan ko na ang aking nanay na huwag nang bawasan ng 'ikapo' ang padala ko buwanbuwan dahil sabi ko, nagbibigay na ako dito. Ginawa ko iyon dahil sobrang malaking kabawasan po sa padala ko ang 10%. Ang ibig ko pong sabihin, sobrang dami pa pong mga bagay, pangangailangan, tulong at ginhawa ang pweding maidulot non sa pamilya ko. Ayoko namang makonsensya na hindi ko maibigay ng tama ang dapat na sinabi kong IBINIBIGAY ko na dito (sa Kuwait). Kay sana ay mapayuhan ninyo ako, nang sa gayon ay maalis na ang pag-aalala ko na baka naman sa kabilang dako ng aking pagiging Muslim ay hindi ko na nasusunod ng tama ang utos ng Allah subhana wa taalah.*



**SAGOT:** *Bismillahi, Walhamdulillahi Wassalato Wassalmo Ala Rasulillahi Waala Alihi Wasahbihi Waba'd. Kapatid na Muslima, lahat ng mga sinasabi mo at mga hangarin upang mapanatili ang pagpapakumbaba sa mga magulang, higit sa lahat sa nanay mo, ay sumasang-ayon sa turo ng Islam, ang manatiling pagpapakumbaba sa magulang at pagsunod sa kanila maliban kung sa kasamaan katulad ng pagtatambal sa Allah. Tungkol naman sa Zakah at ayon din sa mga nakaasaad sa Banal na Qur'an ay medyo malawak na paksa ito at masinsinan, kaya higit na mainam na hindi lang dito mo ito matunghayan, sa pamamagitan ng ating magazine o sa sariling pagbabasa, kundi sa pamamagitan din ng iyong pag-aaral o sa turo ng may mga malawak na kaalaman. Tungkol naman sa ikapo kamo na ibinibigay ng nanay mo, 10% ayon sa katuruan ng Evagelical-Pentecostal, ay hindi iyan maituturing na pamalit sa Zakah sa Islam, kaya nararapat ka ding magbigay na Zakah kung ang lahat ng mga kondisyon sa pagbibigay ng Zakah ay nasa sa iyo. Ibig sabihin ay sapilitan na rin sa iyo ang pagbibigay nito, at wala ka na rin pananagutan sa ikapo na ibinibigay ng nanay mo. Subalit dapat mong maintindihan na ang ipinapadala mong pera sa mga magulang mo o sa nanay mo ay maituturing na Sadaqah o kawanggawa kahit hindi pa sila mga Muslim. Kinakailangan pa rin na magbigay ka ng Zakah, kahit manatili ka pang nagpapadala sa kanila. Ang ipinapadala o ibinibigay mo sa mga magulang ay hindi mo na dapat usisahin kung saan nila ginagastos o kung sila rin ba ay nagbibigay ng ikapo sapagkat sila na ang bahala o nag-aari noon sa oras na matanggap nila. Gayunman sila ay hindi rin mga Muslim. Hindi rin maganda kung magpasya kayo na hindi na rin magbigay ng Zakah sapagkat ang nanay mo ay nagbibigay na ng ikapo, sa sobra kamong malaki ang kawalaan sa pera mo. Ang Allah lamang ang higit na nakakaalam.*

*Para sa nais magtanong, mag-email sa: joselitotabing@gmail.com*



MINDANAO: TUKLASIN NATIN
Ni Ust. Abubaidah Salud Satol
Translator/News Editor
Ministry of Information
Kuwait

# ANG MINDANAO AT ANG MGA MUSLIM

*Ang Mindanao ay hango sa pangalan ng tribo ng kapatagan, na bumubuo ng pinakamalaking Kaharian sa kasaysayan. At ang katibayan na mula sa mga mapa na iginuhit noong ika-labing pito at ika-labing walong siglo, ay nagpapahiwatig na ang pangalan ay ginamit ng mga katutubo para sa isla.*

*Ang katibayan ng pagkakaroon ng naninirahang tao ay nakikita ang bakas nito noong libu-libong taon na ang nakakalipas. Sa sinaunang kasayasayan ay dumating ang mga Negritos at sinundan ng mga Austronesians, labing limang daang taon (1500 BC) at ito ang kumalat na henerasyon sa buong kalupaan.*

*Bago dumatiang ang Islam, ang mga katutubo ng Mindanao ay mga pagano na naninirahan sa maliliit na pamayanan.*

*Nakilala ang Islam sa ika-labing tatlong siglo sa pamamagitan ng isang Arabong Misyonaryo na si Sharif Makhdum na lumapag sa Sulu. Ipinagawa niya ang unang Masjid sa Pilipinas sa Tubig-Indanan, Pulo ng Simunol, sa lalawigan ng Tawi-Tawi. Ang natitirang bahagi ng Masjid ay makikita pa rin sa dati niyang kinalalagyan hanggang sa kasalukuyan. Si Makhdum ay namatay sa Pulo ng Sibuto, Lalawigan ng Tawi-Tawi at ang kanyang puntod ay dinadayo ng mga turista hanggang sa ngayon.*

*Noong taong 1390, si Rajah Baginda ay dumating sa bansa at ipinagpatuloy ang pagpapalaganap ng Islam na sinimulan ni Sharif Makhdum. Si Abu Bakr ay dumating sa Jolo noong 1450 at pagkatapos ay pinakasalan niya ang dalagang anak ni Rajah Baginda na si Putri (Princess) Paramisuli. Si Abu Bakr ang nagtatag sa tinatawag na Sultanate of Sulu, kung saan silang mag-asawa ang naging unang Sultan at Sultana.*

*Pagkatapos maitatag ang Islam sa Sulu, dumating naman sa punong isla ng Mindanao si Sharif Kabungsuwan. Siya ay lumapag sa Maguindanao (Cotabato) sa taong 1475 at pagkatapos ay pinakasalan niya si Putri Tunina. Sila rin ang kauna-unahang Sultan at Sultana sa Maguindanao.*

*ANg Sulu, na matagapuan sa pinakadulong timog na tuktok ng Mindanao, ay naging sentro ng malawakang kalakalan at ugnayan sa pagitan ng Java at China, at ang mga Sultan sa Mindanao ay nagkaroon ng ugnayang pultikal sa mga Muslim sa mga estado ng Borneo at Moluccas.*





Ni AbdulQadir E. Laja

# Sulu - Kahapon at Bukas

*Nai-kwento namin noon sa inyo ang tungkol sa buhay ng mga katutubo sa Luzon, partikular sa lumang pamayanang Tagalog. Ngayon naman po, tayo ay maglalakbay doon sa katimugan ng Pilipinas, ating papasyalan ang mga magagandang tanawin doon. Una nating dadalawin ang probinsya ng Sulu, kung saan ay laging naibabalita ang mga kaganapan doon. Huwag kayong kabahan, hindi naman tayo pupunta sa mga liblib na lugar.*

*Ang Sulu ay matatagpuan sa kanlurang bahagi ng Mindanao. Binubuo ito ng maraming isla, Jolo ang capital nito. Ang Sulu ay may malalim na kasaysayan, masasabi natin na kasing lalim ng dagat na nakapalibot nito. Taglay rin ng Sulu ang makulay na Kultura at Sining, ang kanyang Katutubong-Musika ay nagbibigay pag-asa at sigla sa mamamayan ng mga isla at kabundukan.*

*Tausug ang katutubo ng Sulu. Noon, ang lugar na ito ay tinawag ng mga Arabe na 'Suk', ibig sabihin ay palengke. May ugnayang kalakalan ang mga Katutubo sa mga Arabe at Tsino, dito sa lugar na ito sila ay nagtitipon-tipon at nagpapalitan ng kanilang mga produkto (barter trade). Ang 'Suk' ay naging 'Sug', at tinawag na rin na Lupah Sug. Ang mga Tausug ay kasama sa mga unang yumakap sa pananampalatayang Islam, sa pagtuturo ng unang misyonaryo sa kapuluan na si Karim Al-Makhdum.*

*Maunlad ang kahapon ng Sulu, ito ay pinamumunuan ng tatlumput dalawa (32) na mga Sultan. Ayon sa kasaysayan, ang unang sultan ay si Sultan Sharif ul-Hashim (Abu Bakr) taon 1450, pangalawa ay si Sultan Kamal ud-Din, pangatlo ay si Sultan 'Ala ud-Din, at iba pa. Ang huling sultan ay si Sultan Jamal ul Kiram II, siya ang naging sultan ng Sulu taon 1884 hanggang 1936.*

*Sa kasalukuyan, mabagal ang pag-unlad ng ekonomiya ng Sulu, resulta ng sunod-sunod na digmaan. Ang totoo niyan, hindi ginusto ng mga Tausug ang digmaan, sa lumipas na limang siglo, digmaan mismo ang lumapit sa kanila dala ng mananakop. Ipinagtanggol ng mga Tausug ang kanilang lugar, relihiyon at kultura.*

*Madalas ang balita na hindi maganda tungkol sa Sulu, ito at dahil na rin sa mga gawain ng iilan na wala sa patnubay. Ngunit kung ikaw ay maninirahan sa Sulu at makisalamuha sa karamihan, malalaman mo na sila ay kagaya rin natin. Kagaya rin natin na may pangarap, may pangangailangan, nagugutom, nagtatampo, nalulungkot, nasasaktan, umiiyak, umiibig.*

*Maaring maging maunlad din ang Sulu sa darating na panahon, kung mangingibabaw ang kapayapaan. Pangalawa, kung ang mamamayan ng Sulu ay muli na maging masipag sa ikakabuti ng karamihan. Tungkol naman sa natural resources, ang Sulu ay sagana rin lalo na sa yamang-dagat. Ang isa pang mahalagang bagay, ang Tubbataha Reef National Marine park ay matatagpuan dito sa Sulu Sea. Ang Tubbataha Reef na ito ay isa sa mga World Heritage Sites.*




























# Women Section - Fieldtrip to Kuwait Green Island

# Bisaya

# Dakbayan sa Davao




*Ni Sister Sarah Mailyn Rodriguez*

*Ang Dakbayan sa Davao usa sa mga importanteng dakbayan sa tibuok Pilipinas ug kini ang de facto nga kapital sa Isla sa Mindanao. Ang Dakbayan sa Davao mao usab ang pinakadakong dakbayan sa Pilipinas sumala sa gingsakopang erya (2,444 kilometro kwadrado). Ang iyang tugpahanan (airport) ug pier usa sa pinaka-busy sa habagatang Pilipinas. Usa kini ka independenteng dakbayan (dili sakop sa pamalaod sa lalawigan) pero iuban sa Davao del Sur sa mga rehiyonal ug estadistikang klasipikasyon. Ang dakbayan mao usab ang sentrong rehiyonal sa Rehiyon sa Davao (Region XI). Adunay populasyon nga 1.3 ka milyon ang dakbayan. Binisayang Sinugboanon ang lumad nga pinulongan sa mayoriyang manlulupyo niining dakbayan.*

*Sumala sa mga nag-estorya, ang pulong nga DAVAO resulta sa pagsagul-sagul sa mga pulong sa tulo ka grupo o tribo sa mga Bagobo (CLATTA, GUIANGANS ug TAGABAWA) nga nagpasabot "sa hilayong tag-as nga lugar o ubos sa hilayong mga bukid", sumbanan sa nahimutang sa Davao River. Ug sa dihang ang tulo (3) ka managlahing tribo miadto sa lugar, sila naga-ingon nga sila muadto sa "davoh" o "dabu", buot pasabot dako nga sapa o suba nga gipalibutan sa mga bukid. Usa pud ka pari ang nagsaysay nga ang pangalan nga Davao gikuha gikan sa pulong sa mga Bagobo nga "Daba-daba" nga ang buot ipasabot "Kalayo". Nga nagpa-ila aning lugara nga rehiyon sa Kalayo/Siga nga nahisulat sa ilang bag-o nga Libro.*

*Ang Dakbayan sa Davao mao ang taliwala sa Rehiyon sa Amihanang Mindanao. Gikan sa Rehiyon sa Davao ang mga produkto nga saging, Ramie, Goma, Paminta, Tabla, plywood, abaka, kape, Kupras (kopra) ug kasoy. Abunda pud ang rehiyon sa mga produkto nga gikan sa lubi (niyog) sama sa lana (langis), suka, ug mga matam-is. Ang pinakataas nga baybayon sa Davao Oriental abunda usab sa mga isda ug lain pang bahandi nga gikan sa tubig. Diri pud sa rehiyon nagagikan ang mga mineral sama sa mga bulawan (gold), marmol, limestone, pilak, tanso, manganese, nickel ug semento.*

*Ang Rehiyon sa Davao, gitima-an nga Rehiyion XI sa Pilipinas, nagsakop sa upat ka lalawigan ug unom ka lungsod/dakbayan. Mao na sila: Compostela Valley, Davao del Norte, Davao del Sur, ug Davao Oriental. Ang mga lungsod mao ang Davao, Panabo, Tagum, Digos, Mati, Samal. Ang ulohan niining rehiyon mao ang Dakbayan sa Davao, nga naa nahimutang ang mga katungdanan sa kagamhanan nga pangrehiyon ug uban pang dagkong tukoranan.*

# Mga Bahin sa Pamulong
## (Parts of Speech)

*BINISAYA-SINUGBUANON NGA BATADILA (Visayan-Cebuano Grammar)*
*Pasignunot sa DepEd Order No. 74 nga nagmando sa paggamit na sa inahang dila (mother tongue) isip medyum sa pagtudlo diha sa publikong mga tulunghaan nga pagasugdan pag-implementar karong sunod tingbukas-sa-klase (Hunyo 2010), among gidalit kining maong serye. Sinulat ug bunga sa makuting pagtuon ni Atty. Cesar P. Kilaton, Jr., Tsirman, Dagang Foundation, Inc. ug Tagtukod nga sakop, Akademiyang Bisaya. Gisugdan sa Oktubre 7, 2009 nga gula sa Bisaya Magazine*

*Sa yanong gamit, ang speech nagpasabot og pakigpulong. Sanglit batadila, kini gitawag og pamulong.*
*Ang noun nagkahulogan og name word. Sa ato pa, ngalan nga pulong o pulong ngalan. Adunay gitawag sa Iningles og agglutination kun pagtapo sa mga pulong sa tuyo paghatag og tin-aw nga kahulogan. Pinasikad sa maong barahan, ang "pulong" ug "ngalan" gitapo ngadto sa "pungan" aron paghatag og pulong alang sa noun.*
*Ang pronoun isip hulip o puli sa gitumbok nga ngalan, gitawag usab og "pulingan" gikan sa "puli" "ngalan."*
*Maingon usab ang verb kun verbo sa Kinatsila. Sanglit nagkahulogan og action word, sa ato pa, pulong panglihok, busa kini gitawag og "punglihok."*
*Ang adjective kun adjetivo sa Kinatsila, nagpasabot og pulong ighuhulagway. Sa yano nga Iningles, modifier. Busa, sa atong lumad nga batadila, gitawag kinig "pungway." Ang ubang batidila (grammarian) naglakip sa article kun panumbok nga matang sa pungway. Tugotan nato nga ingon niana, ang article sa lumad nga batadila gitawag nga "panumbok."*
*Ang adverb, adverbio sa Kinatsila, gamiton paghulagway sa punglihok, pungway, o laing adverb. Dili kaayo dako ang kalainan niini gikan sa pungway kun adjective, busa gitawag kinig "pungwayon."*
*Ang preposition diin ang gamit ing pagdugtong sa pungan o pulingan sa tuyo pagludlis o pagporma og pulongan (phrase), gitawag kinig "pangdugtongan."*
*Ang conjunction nga magdugtong sa pulong, mga pulongan, o mga kabihayag (clauses) diha sa kapahayag (sentence), gitawag og "panugtong."*
*Ang interjection diin ang gamit ing pagpadayag sa kalit, bug-at nga pagbati gitawag usab nga "pangtuaw."*

*Ayaw pakyasa ang sunod nga Gula: Pungan (Noun)*
*(Source: Bisaya Magazine. Mag-80 ka tuig nang nagtudlo sa pagmahal sa pagbasa, sa kahibalo, ug sa atong pagka Bisaya)*

# BISAYANG JOKES

*Sa sementeryo usa ka gabie:*
*GARD: sus! maryusep..abi kog kalag ka. unsa imong gitiltil sa lapida?*
*NAGTILTIL: ang amaw! wrong spelling ako pangalan.*
*GARD: ahhhhhh!!!! kalag diay kang dako!!!!*

*BANA: Magbuwag ta? Pastilan wala tay anak...*
*ASAWA: o, ako pay hadlokon!*
*BANA: sige tungaon nato ang APLIANCES "imo ning NIGO ako ning KAGURAN"...*

*NANAY: yati maning kahimtanga, maglung-ag ta, permi way kahoy, pangahoy ra gud Jr!*
*JR: samok ba nimo Nay oi, mangahoy bitaw ta, imu pud e-sugnod!*

*BATA: Ma, unsay may eningles sa saging*
*MAMA: "ardaba"*
*BATA: dili Ma, uy ingon ni Mam, banana!*
*MAMA: aw kanang hinog!*

*MARE1: ka swerti nimo mare oi. Mga gwapo ug gwapa jud imong mga anak.*
*MARE2: Nah mare, naningkamot jud kog akoa. Kay ug mag salig ko sa akong bana, ay ambot nalang unsay hitsura!*

# BASA A MORO



*Inisulat ni Ust.Marouf Baraguir Ali*
*Da'iyah & Social Researcher*
*Asst. Executive Director, Men Section, KPCCenter*

*SO HADIS A IKASAPULO ENDO DUWA :*

*Nakabpon kani Abi Hurayra a naliliniyan sekanin nu Allah pidtalo nin: pidtalo nu sinugo nu Allah a nanget salkanin su limu nando sagyahatra: (ped kanu kapia nu kapagislam nu taw na katagad nin kanu enggagaysa a dala labot nin lon (dala lekanin lon) .*

*mapia hadis napanudtol ni altirmizi endo salakaw pan salkanin sa mamba.*

*SO MGA PANGAGI NANDO BALAGUNA A NAKUA KANU NAN A HADIS :*

*1. So katagak kanu enggagaysa a dala lakit lambay lun nu taw a muslim na tanda nu kapia nu ka-islami nin.*

*2. Dait kanu taw a muslim I yanin pamikalan na su makagkapia kanu agama nin.*

*3. So taw a yanin pedtulanen na su enggagaysa a dala lakit lambay nin lon na tanda sa di mapia su ka-islami nin.*

# SO KAMBETADAN NO BABAY SA ISLAM

*Ni Usta. Pahima Guiabal*
*Da'iyah & Cultural Field Worker, KPCCenter Women Section*

*Katawan tano a manga babay i sekitano na masla i kambetadan tano kano Agama Islam iniganat den ko kinauma no pangahulo tano a Nabi Muhammad (salla-allaho alayhi wa sallam), kagina ka mayto na dayt mambo salkitano i sabutan tano so mga mapya adapt-betad a mabaloy a mangguman tano kano kabpaginetaw tano siya sa Dunya. Sabutan tano i sekitano a manga babay a minggungalan sa Muslimah atawka Mu>minah na aden a tuwangan no kabpaguwag-uyag tano a panduwan no Agama tano sa ya mayto na dayt a enggumanen tano, unutan tano, di tano diyandin ka masampay tano siya ba so kapya kambetadan.*

*Kagina ka mayto na so niya a manga panduwan salkitano a manga babay na madakel ugayd na sinatimanen ko salkano a manga suled nami sa endaw i taman a magaga ko lon di kalu-kalo makaenggay a guna-guna salkitano insha-Allah:*

*1. Tatapen so kalabit kano ingalan no Allah kano manga timpo a napatot so kalabit lon, yanin ibaratan na namayngka makakedo so taw na aden anto na salakaw i kalabit nin, aden pan anto na yanin den malapit na tarampasa katatapan inya kano sekitano a manga babay i namayngka makakedo na embarangkabiyas den i madtalo tano sabap sa dala malayam so dila ko ingalan no Allah. Layamen tano so ginawa tano kano kalabit kano ingalan no Allah magizan i siya sa kakan, kainem, kambalegkas, kapangagas, kapagabdas, kabpaygo, kaliyo nando kaludep sa walay endo salakaw pan san ka so pangahulo tano a Nabi Muhammad (salla-Allaho 'alayhi wa sallam) na sekanin na tatap nin pelabiten so ingalan no Allah.*

*2. Tatapen so kalimpiyo kano lawas, balegkas, pegkalebenan, pagigan endo salakaw pan san ka so kalimpiyo na sabad kano paratiyaya (eeman) no taw magizan i babay atawka mama. Dikena siya bo kano ginawa ka taman den kano pamilya upama ka aden a pamilya no taw na so manga wata, so manga lawas nilan, balegkas nilan, ataw ka manga dila nilan sa ya mayto na ipamando sa kanilan so mapya adapt ka so niya na responsibilidad no lukes sarta na kawagib bon mambo no manga wata I ipamando sa kanilan so manga mapya adapt kano Agama Islam.*

*3. Tatapen so kambalegkas sa malendo sa ya mayto na dili mailay so awrat iganat den sa baba na taman den sa pulo ka o pagilayn tano bo man na awrat a babay na langon no lawas nin ya tabiya na so duwambala a lima nin endo so biyas nin. Kagina ka mayto na apasen tano a manga babay i kasapengan tano so awrat tano sa endaw i taman a magaga tano lon sarta na o masulot bo na dili tano kakamutan namayka siya tano sa liyo ka inisapal bon inya no Agama tano sakamayto bon so kambalegkas sa manga balegkas a mamakaakit kano manga mama.*

*Tatapen so ka kumpen kano suwara sa ya mayto na mapya so kambibitiyala, mananaw, di kena masasaw endo di kena matanog, so kadtatawa na itago sa sugat labi den o amayngka aden a manga mama ka so suwara no babay na aden anto a timpo na kabaloy a awrat ya nin ma'na na nisisita besen salkitano a manga babay a minggungalan sa Muslimah atawka Mu'minah i aden a tuwangan tano magizan i siya kano kambibitiyala tano atawka siya kano kadtatawa tano.*

*5. Dili tatapen so kaliyo sa walay sa apya di kena impurtanti na peliyo sa makamana-mana lakuwadza ka so kaliyo no babay sa dala bon nisisita nin na di kena into pinamedta kano Agama Islam ka ya man pinamedta na so babay a tatap sa walay. Namayngka Malayam den so babay lumiyo-melakuwadza na paydo-paydo na kaawa den so kaya nin, na ya usto manga suled nami a manga babay na so kaya banya na suled o kaparatiyaya kano Allah, ka namayngka maawa den so kaya no taw na maawa den so paratiyaya nin kano Allah, ya muntos a Mu'minah babay atawka maya mapya babay na so babay a balikayan ka namayngka maawa so kaya nin na dili nin den mazuliman na maawa so manga kapyanan, na ngin i katagan no babay amayngka dala kapyanan nin.*

*6. Dili tatapen so kapapamagilay-ilay kano manga taw sa ya mayto na titindeg-tindeg kano manga paliwangan, pintuwan, sa galbekan, siya sa mga lalan asal bo a mazuliman so kanisan ataw ka salakaw pan san ka so manga maya ba a style na ped inya a kazabapan a fitnah ya mayto na makasimpang kano manga mama aden anto na kazabapan pan a kabinasa no tiwalaya.*

*Siya ko den pupusen so niya ba bityala ko kano isa a ayatan a kadtalo no Allah sa dalem a Qur-ân:*

وقرن في بيوتكنّ ولا تبرّجن تبرّج الجاهلية الأولى.

*Ya ma'na no niya ba a kadtalo no Allah: ((Endo tatap kano kano manga walay no, endo di kano penggula sa makaakit so manga ginawa no mana so penggulan no manga nanga una timpo a dala pan so Islam)). Mailay tano so niya ba ayatan sa Surah Al-Ahzab 33:33.*



*Ni Ust. Wahibie Tamama*
*Da'iyah & Cultural Field Worker, KPCCenter*
*E-mail: alwahibi@alnajat.com.kw*

*SO SUMPAT O NAIPOS ANIYA A BITIYALA TANO KANO ULAN ULAN" PANTAG KO KAWAGIB O ALLAH"*

*1/5/2010 ……. KATAWAN TANO I UMANISA NA ADEN KAWAGIBIN A DAIT A TUNTULNIN ENDO ITAPNAY NIN " MANA KAWAGIB O MANUSIYA SIYA KANO IZIK O KAMAMANUSIYA NIN, ENDO SO LUKS SIYA KANO KALULUKS SIN SO WATA SIYA KANO KAWAWATAY NIN TAMAN KO MGA BINATANG NA ADEN BON KAWAGIBIN.SO ENTO BA A MGA KAWAGIB NA DAIT A MADTUNTUL TUNTUL ENDO DAIT A MAKATAPNAY SIYA KANO PANTAG O UMANISA , SO BINATANG NA ADEN KAWAGIBIN KANO KABIBINATANGIN " MAITUBON SO MANUSIYA ADEN KAWAGIBIN KANO KAMAMANUSIYA NIN A ENDADAITA GID. AMAIKA YANIN KA ADEN I LANGON A PINA NGADEN NA ADEN KAWAGIBIN ADAIT A MATARIMA NIN LABI LABI DEN SO PINAKA MASLA A NAMALOY KANO LANGON O KA ADEN SIYA SA DUNYA NA" DAIT A KILALAN ENDO PATOT A MAPANUNUAT ENDO MASIMBA SKANIN SA HUSTO HUSTO A SIMBA " MANA SO ( ALLAHO TAALA )* قال الله تعالى فى كتابه الكريم ( لخلق السماوات و الأرض أكبر من خلق الناس ولكن أكثر الناس لايعلمون )غافر 57
من حق الله تعالى على العباد أن يوحدوه فى عبادته دون أن يشركوا لأى أحد سواه لأنه لاشريك له فى خلقه وهو متفرد لنفسه وفعله ولا فى أسمائه و صفاته العليا، لذا يجب أن يوصف بصفاته الكمال التى يليق بجلاله عز وجل" قال تعالى (إن الله هو ربى وربكم فاعبدوه هذا صراط مستقيم ) الزخرف 64 *DADEN LALAN A MATIDTO ATAW KA UKET A MAPIA YATABIYA NA KAPANUNUAT SA ALLAHO TAALA, ENDO YA UKITAN NA SO LALANIN ... AMAY KA SO TAO KA PAKASLANIN SO NAMALOY RON ENDO SOMINBA SA MAPIA SA ALLAH" SA DILI MANAKUTO SA APIA PAIDO BO YA MAITO NA DININ PASIMBURAN SA APIA PAIDO BO SO SIMBA NIN, NA ENTUBA SO TAO A MIMBARA BAHAJAN SIYA SA DUNYA SA MAPIA LABI LABI DEN SO RO SA MAULI A GAY NIN, SO RASULULLAH I TULADAN A BAYANAN TANO SA UKET A KAPAKASLA ENDO KAPAGADAT KANO ALLAH " ITAROS TANO BO SA MAUMA ANIYA A ULAN ULAN INSA ALLAHO TAALA……,*

# Burghul, ang Kataka-takang Butil

*Kung ikaw ay naghahanap ng murang paraan upang magdagdag ng fiber at protina sa inyong pagkain, ang burghul ay maaaring isa sa mga kasagutan. Ang burghul ay hango sa trigo, ngunit dumanas lamang ng katamtamang pagpoproseso ng sa gayon ay taglay pa rin nito ang masustansiyang halaga at maituturing pa rin na isang buong trigo. Ito ay isang sangkap sa malusog na diyeta ng mga taga-Mediterranean. Kung nasubukan mo nang kumain ng Tabbouleh salad, nakatikim ka na rin ng burghul. Ang burghul ay handa ng kainin matapos itong pakuluan ng 8-10 minuto. Ang husay nito ay katulad ng cereal at maaaring ihalo sa salad, sa sopas, ihain na parang isang pillaf, at ginagamit sa paggawa ng veggie burgers. It ay matatagpuan sa mga bakala at mga groseri at sa mga tindahan ng mga natural na pagkain, na nakapakite o nasa lata. Tuklasin kung ano ang magagawa nitong masarap na butil sa iyong katawan.*

*Ito ay makakatulong sa pagbawas ng timbang. Ang kalahating tasang burghul na luto na ay mayroon lamang 80 calories o mas mababa. Dahil sagana sa fiber, pakiramdam mo palagi ay busog, kaya't malamang mas kaunting calories ang iyong makakain. Para mapakinabangan sa pagbaba ng timbang, gumamit ng burghul kapalit ng puting bigas. Ito rin ay may mas mababang glycemic index kaysa white rice na tumutulong sa magpapirmi ng antas ng insulin at, theoretically, tumutulong sa pagkontol ng timbang. Ang burghul ay mas mababa ang calories at mas marami ang fiber kung ihahambing sa brown rice.*

*Mahusay na pinagkunan ng fiber. Nakakakuha ka ba ng sapat na fiber sa iyong pagkain? Ang burghul ay isang magandang mapagkunan ng mga hindi matutunaw na mga fiber na tumutulong upang mapanatili ang kalusugan ng colon at maaaring mabawasan ang panganib ng colon cancer. Gawing pamalit ang bulgur sa iyong regular na cereal. Ito ay isang malasa at malusog na panghalili na may kasamang banayad at malinamnam na lasap.*

*Mahusay na pinagkunan ng protina. Kung nais mong mabawasan ang iyong paggamit ng mga protina na galing sa mga hayop, ang burghul ay magbibigay sa iyo ng karagdagang vegetarian protein na walang mga taba. Isang tasa ng lutong burghul ay magbibigay sa iyo ng anim na gramo ng protina. Nag-aalala tungkol sa sakit sa puso? Maaari mong ma-bawasan ang iyong panganib ng sakit sa puso sa pamamagitan ng burghul bilang mapalit para sa karne na iyong kinakain sa bawat araw. (uaya)*



june- .indd 19 6/2/10 6:30:45 PM

# UPANG TAYO'Y MAGTAWANAN

(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)



Ni Issa Mohammad Tragua
http://jokesko.blogspot.com
e-mail: jorgetragua@yahoo.com

*PABLO: Dok, sabi noong unang doktor, may tumor daw ulo ko at mamamatay na po ako*
*DOK2: hindi tumor ang nakita niya kundi utak mo yon, may kaliitan kasi kaya napagkamalang tumor…*
*(Sender: Junior Pempe)*

*ANAK: mommy b-day ko na bukas, bigyan mo ako message ha, yong nakakaiyak*
*Kinabukasan…*
*MOMMY: anak adopted ka lang, happy birthday…*

*pare 1: anong handa nyo kahapon sa birthday mo pare?*
*pare 2: pata! Pare, pata! patagalan ng kwento….*

*DOCTOR: Umubo ka.*
*PEDRO: Ugh, Ugh*
*DOCTOR: Sige ubo pa*
*PEDRO: Ugh, Ugh, Ugh*
*DOCTOR: Ok*
*PEDRO: Doc ano sakit ko?*
*DOCTOR: May ubo ka!*

*adik : love, pakasal na tayo!*
*girl : ok lang ba sayo? may nakaraan kasi ako!*
*adik : ok lang, wala naman akong kinabukasan.*

*question: paano mo sasabihin sa boyfriend mo na ang pangit sya ng di sya nasasaktan?*
*answer : honey, ikaw ang pinakamagandang lalaki sa ilalim ng lupa.*

*question: paano mo sasabihin sa bestfriend mo na maitim ang kilikili nya na di sya nasasaktan?*
*answer : bestfriend ano ba ang gamit mong deodorant, kiwi?*

# Mahalagang Mga Numero sa Telepono

EMERGENCY: 112, 1844777
CIVIL ID INFO: 1889988
FIRE BRIGADE: 100, 105
TRAFFIC VIOLATIONS: 198
AMBULANCE:
Central 24722000; Emergency 24765616; Adan 23940660, 23941455; Amiri 22422366; Dai'ya 22510854; Dasman 22419785; Fahaheel 23919089; Faiha'a 22553779; Farwaniya 24883000, 24725149; Jahra 24575448; Mubarak Al-Kabir 25311437; Nuwaisib 23950114; Sabah 24815000; Salmiya 25739011; Shuaiba 23261927
HOSPITALS:
Amiri Casualty 22450005; Al-Sabah 24812000, 24815000; Mubarak Al-Kabir 25312700 to 9; Farwaniya 24883000, 24888000; Adan 23940600; Ibn Sina 24840300; Al-Razi 24846000; Al-Jahra 24575300; Maternity 24848067; Allergy 24849252; Blood Bank 25336538; Burns Centre 24840300; Cancer Control Centre 24849100; Chest Deseases 24838990, 24849400; Drug Control 24837245; Infectious Diseases 24870351; Islamic Medicine Centre 24849000; Military 24729911; Opthalmology 24840300; Psychiatric Centre 24843900; Sulaibikhat Orthopedic 24874240
PRIVATE HOSPITALS:
Ahmadi 23985174; Mowasat 25711533; Dar Al Shifa 22423151; Salam 22533177, 25333254; British Medical Centre 23713100; Royal Hayat Hospital 25360000, 25360536
PRIVATE CLINICS:
International Clinic 25745111; Kuwait Clinic 25739277; Maidan 22450001
POLICE STATIONS:
Abu Halifa 23717656; Ahmadi 23980304; Bayan 25387762; Dasma 22531917; Fahaheel 23912959; Hawalli 22641116; Jabriya 25315855; Jleeb Shoyoukh 24311234; Kaifan 24832839; Qadsiya 22574386; Qurain 25423772; Sabah Al Salem 25517229; Salhiya 22427157; Salmiya 25726950; Sharq 22442466; Shuwaikh 24813726; Surra 25312220; Wafra 23810412;Waha 24557902
IMMIGRATION DEPARTMENT:
Farwaniya 24341770; Hawalli 25712637, 25712635; Jahra 24555600; Ahmadi 23986761;Mubarak Al-Kabir 25415071
EMBASSY:
Phil. Embassy- Jabriya, Kuwait 25329316, 25329317, 25329318; OWWA/POLO 25346507, 25346508
ISLAM PRESENTATION COMMITTEE (IPC):
Al-Mullah Saleh Kuwait 22444117; Salwa 25637900; Sharq 22418934, 22418917; Al-Rawda 22511301, 66944422; Salmiya 25733263, 66944422; Farwaniya-Kheitan 24735626, 99285459; Al-Manggaf 23723002, 99256165; Al-Jahra 24558830, 97509063; Aware Center 25335260, 25335280; TIES Center 25231015, 25231016, 97798222



# Maja Blanca

*Ang Maja Blanca, o tinatawag ding Coconut Cake sa Ingles ay kilala bilang isang pagkaing Pilipino na gawa sa gata ng niyog at cornstarch. Ang panghimagas na ito ay kilala ng bawat Pilipino.*

*Paraan ng Paggawa*

**Mga Sangkap**

* kalahating tasa ng malapot gata ng niyog
* isang tasa ng harina
* isang tasa ng asukal
* kalahating tasa ng cornstrch
* tatlong kutsara ng sweet corn kernel
* apat na tasang ng gata

**Proseso**

*Una, pakuluan ang malapot na gata ng niyog sa isang kawali hanggang sa lumabas ang mantika nito at maging kulay brown o maging latik. Ihiwalay ang mantika sa latik. Punasan ng mantika ang isang lalagayn.*

*Sa isang kawali paghaluhaluin ang harina, asukal, sweet corn kernels, cornstarch at ang gata ng niyog. Pakuluin ito at patuloy na haluin hanggang sa maging banayad ito at mawala ang mga buo-buo. Pagkatapos, ilagay ilagay ito sa lalagyang pinunasan ng konting mantika at hayaan ito roon hanggang sa panatag ito. Ibudbod ang latik at hintaying lumamig bago hiwain at hati-hatiin.*

# A n g   P a m a n a n g   K u w a i t i

"Ang mga Gitling ng Kanderi"

Ang larawan ay nagpapakita ng tagadala at tagapagbenta ng tubig na tinatawag na Kanderi. Siya ay nakikitang nagdadagdag ng isa pang gitling sa lumang mga bilang ng mga paglakbay na ginawa niya sa bahay para magdala ng tubig na pautang.

Ipininta ni Ayoub Hussein Al-Ayoub, isang kilalang pintor sa bansang Kuwait. Mula sa aklat na pinamagatang The Kuwaiti Heritage.

